# Kasaysayan ng Pagsasaling-Wika sa Pilipinas

### Unang Yugto ng Kasiglahan (Panahon ng mga Kastila)

- Nagsimulang magkaanyo ang pagsasaling-wika sa Pilipinas.
- Kinailangang isalin sa wikang Tagalog at sa iba pang katutubong wika ang mga katesismo gayundin ang mga akdang panrelihiyon na nasusulat sa wikang Kastila nang sa gayon ay madaling mapalaganap ang Iglesia Katoliko Romano sa bansa.

### Ikalawang Yugto ng Kasiglahan (Panahon ng mga Amerikano)

- Nagpatuloy pa rin ang pagsasalin sa wikang Tagalog ng iba't ibang akdang nasusulat sa wikang Kastila.
- Sinimulang isalin sa wikang Pambansa ang mga akdang nasusulat sa wikang Ingles.
- Namalasak ang napakaraming uri ng panitikan na isinalin mula sa wikang Ingles.
- Noong 1971, ipinasalin ng National Book Store (NBS) ang mga kilalang nobela at mga kuwentong pandaigdig, isinaaklat ang mga ito nang sa gayon ay magamit ng maraming mag-aaral sa mga paaralan.
- Isinalin at inilimbag ng ibang tagapaglathala ang mga sikat at kilalang mga akdang pampanitikang nasusulat sa wikang Ingles.
- Isinalin ng Children's Communication Center sa wikang Pambansa ang mga akdang pambata.

### Ikatlong Yugto ng Kasiglahan (Panahon ng Patakarang Bilinggwal)

- Sa bisa ng Kautusang Pangkagawaran Blg. 25, s. 1974 na binago noong 1987 sa pamamagitan ng Kautusang Pangkagawaran Blg. 52, kinakailangang higit na marami ang mga kursong ituturo sa wikang Filipino kaysa Ingles.
- Isinalin sa wikang Filipino ang mga materyales-pampaaralan na nasusulat sa wikang Ingles tulad ng mga aklat, patnubay, sanggunian, balarila, atbp.

### Ikaapat na Yugto ng Kasiglahan

- Sinimulang isalin sa wikang Filipino ang mga katutubong pampanitikan na nasusulat sa wikang 'di Tagalog.
- Naniniwala ang mga tagapagtaguyod ng wika, kultura at panitikan ng Pilipinas na talagang makikita ang dalisay na yaman ng panitikang ng bansa kung maisasalin lamang sa Filipino gayunding maipalilimbag ang mga akdang pampanitikan na nasa wikang katutubo.
- Noong 1987, nagsagawa ng isang magkatuwang na proyekto sa pagsasalin ang Language Education Council of the Philippines (LEDCO) at ng Secondary Language Teacher Education (SLATE) ng Department of Education, Culture and Sports (DECS), at Philippine Normal University (PNU) at ito'y pinondohan ng Ford Foundation.
- Isinalin naman sa wikang Filipino ng Gunglo Dagiti Mannurat nga Ilocano (GUMIL) ang mga mahuhusay na kuwentong nasusulat sa wikang Ilocano.

### Ikalimang Yugto ng Kasiglahan

- Nagsimulang isalin ang mga akdang Afro-Asian alinsunod sa pagbabago ng kurikulum sa sekondarya.
- Sa tulong-pinansiyal ng Toyota Foundation, naisakatuparan ang proyektong pagsasalin sa wikang Filipino ng mga piling akdang Afro-Asian ng isang pangkat ng mga manunulat at ito ay naisagawa sa pakikipagtulungan ng Solidarity Foundation.
- Ipinagpatuloy nina Rolando Tinio at Behn Cervantes ang pagsasalin sa wikang Filipino ng mga dakilang dula ng daigdig.
- Nakipag-ugnayan ang National Commission for Culture and the Arts (NCCA) sa Philippine Educational Theatre Association (PETA) at sa iba pang samahan upang magkaisang higit pang mapaunlad ang wikang Pambansa ng Pilipinas.
- Sa pangunguna ng Komisyon sa Wikang Filipino (KWF) naisalin sa wikang Filipino ang napakaraming bagay – mula sa karatula ng iba't ibang kagawaran hanggang sa Saligang Batas ng Pilipinas at marami pang iba.

Ipinasa ni:

**Murillo, Paul Vincent M.**
**BSED Filipino – SF31**

Sanggunian:

Santiago, A. (2003). *Sining Ng Pagsasaling-wika Sa Filipino Mula Sa Ingles: Vol.* (Ikatlo ed.). Rex Book Store. https://books.google.com.ph/books?id=UI3vGukQsUEC&lpg=PP1&dq=ano%20ang%pagsasalin&pg=PA23#v=onepage&=ano%20ang%20pagsasalin&f=false